**Loonie vs Tipsy D**

FlipTop Metro Manila presents: Bwelta Balentong 3 @ B-Side, The Collective, Malugay Street, Makati City, Metro Manila Philippines. September 17, 2016. Filipino Conference Battle.

Original video uploaded by fliptopbattles on YouTube on October 16, 2016

Transcription by u/sranzuline

ROUND 1 (Tipsy D) 3:15

Yo (4x) Game? (crowd: Game!) Game na?

Umabot ka ng semis, kasi tinalo mo si Badang

Dun pa lang panalo na ko eh

Tsaka baka nalilimutan mo

Sabi ng bes mong hanggang utong lang

Mas may tsansa ako manalo pag nagsolo nalang

Oh shit

Mag-isa ko, mag-isa ka

Kala ko hindi na magbubunga ang itinanim ko na pag-tiya-tiyaga

Ginalingan ko sa career nang ating labanan ay maikasa

Sa huli, aanihin ko din palayan na parang magsasaka!

"Taga-bukid!"

Yan ang pang-asar mo sa akin noon na hindi ko itinanggi

Napakarami ko nang kinain na bigas kaya nga ko sabik na kumarne!

Tamang-tama yung inihain niyo sa akin kasi

Bulalo ka raw

Halata nga

Kase utak mo sabaw!

Pagarbo lang ang mga multis sa suntok

Mas importante ang hitters

Parang sumali ka sa boxing, tas nagbaon ka ng glitters

Yung mga verses mong yan kayang gawin ng beginners

Ikaw nga si One Punchline Man

Kasi puro ka fillers!

Kaya kung pumunta kayo para sa bars?

Meron na ko ditong na-korner!

Papatayin ko tong adik na may multi-personality disorder!

Yo

Minsan ka nang naging pari na nagpalayas ng masamang espirito

Tas naging payaso ma mas mukha namang may hepatitis na Piccolo

Salamat sa iyo di ko na kailangan ng katawa-tawa na liriko

Kase literal na ginawa mo nang katawa-tawa yang sarili mo!

Seryoso? Nagcostume ka ng payaso?

Kulang ka na sa class Loonie

Ba't ka nag make-up?

Nagmukha kang estudyante tira walang pasok nagpalit pa ng get-up

Oh kala ko ba nakikinig?

Sabi ko estudyante, walang pasok, nagpalit pa ng get-up

Patunay lang na kulang ka na sa class, kaya ka nag make-up!

Eto na ba foundation ng hip-hop sa Pinas?

Kung makapag-foundation, wagas?

Sige ako na mukhang tibo, ako na pormahang F4, ako na hindi tunay na hip-hop o mukha kong putapete

Pero kung ang ibig sabihin naman ng pagiging tunay ay pagcocostume sa stage? Okay na ko maging peke!

Ako na walang kanta, ako na di marunong magrap

Pero di niyo ba naisip?

Sampal yun sa mga tunay kung ganon

Kase ako na hindi marunong magrap ang naging bahagi ng battle of the year taon-taon!

At speaking

Speaking of taon-taon

Ilang taon kang Ilang taon kang sitting pretty sa trono mo

Di ka nanguna sa paglaban sitting pretty ka sa trono mo

Naturingan kang 'Hari ng Tugma' pero yung pagiging hari, hindi tugma sa'yo

Kung hindi pa mag back-to-back si Batas, hindi ka maaalarma diyan sa pwesto mo

How ironic

Batas ang nagpaupo sa hari batas din pala ang magpapatayo sa'yo!

Kaso malas mo, sumali ako, so sorry na lang

Kalagayan mo parang hairstyle mo, hanggang semi nalang!

At famous ka lang

Kaya kahit korni yung mga linya ay kanyang nabubuhat

But you will only give D Vitamins kapag dinaan mo ko sa sikat!

Buhay ko? Ikaw ang author ng back page

Tangina di na ko nagulat

Sobrang hina mo sa written yun lang ang kaya mong isulat!

Tahimik lang kalaban mo pero likas na halimaw to subukan mo kong gambalain

Buhay mo'y bukas na libro ito'y silid aklatan ko may paglalagyan ka sakin!

ROUND 1 (Loonie) 7:35

Yo! Yo! Yo!

Halos apat na taon na pala nung una tayo nagkakilala

Kamusta na daw sabi ni Abra

Sayang, marunong ka na sanang humawak ng espada

Kaso lang, lalo kang, nagmukhang, lesbiana!

Walang hiya ka

Tas san na yung partner mo dati na parang tanga

Wala ka na ngang nai-ambag sa kultura, nagsama ka pa

Tapos sabi nila

Pagdating kay Tipsy D, wag daw ako magtitipid ng sobra

Kase malaki na daw improvement niya, parang leeg ni Gloria!

Pwes wala akong pakialam kahit limang beses ka pang pinabagsik

Galing ka lang din sa tamod ko, matagal na kitang pinatalsik!

‘Tipsy D’? Tunog gangster sa unang dinig

Pero sa unang tingin, mukhang hamster na puno yung bibig

Yang higanteng pisngi mo, ang panget sa bidyo

Lalo na don sa battle niyo ni Sinio kamukha mo yung puppet ni Jigsaw

At kung akala mo pupuruhan ko yang pustiso mong namamaga

Mali!

Kung akala mo pupuruhan ko yang pisngi mong namamaga

Kamustahin natin yang ngipin mo pag gi
pag binattle ko yan dalawang pustiso magagawa

Ano? Ngipin mo nanaman! Ngipin mo nanaman!

Bakit? Galit ka na?

Malamang titirahin ko pa ring malaki yan, bakit lumiit na ba?!

Hindi porket 10-1 ka mananalo ka na

Gago ka ba?

Lahat ng nakalaban mo bagong salta

Kaya pa’no ka pa makakatsamba sa akin kung panay stutter na nga si BLKD, natalo ka pa

Siya daw yung pinakagutom na rapper mula Bataan hanggang Maynila

Aba aba aba aba aba! Pambihira!

Kaya pala pag nagrarap ka para kang nanghihina

Di niyo ba napapansin?

Tunog bading to si Tipsy D

Kahit ilang beses pa to magbayad ng shipping fee wala pa rin dating yung delivery

Nakakawala ka ng gana

Celebrity boxing nalang sana

Kaso sa laki ng ngipin mo sa harapan wala namang mouthpiece na kakasya

Mga hurado

Di niyo na kailangan pang pag-aralan ang mga bara

Kasi Round 1 pa lang, nangangamoy patay na daga na!

Speaking of daga

Huling laban ni daga, basag yung mukha, punit pa yung nguso

Pero panalo pa rin si Ratatouille

Kasi nga ang lupit magluto!

Di ba nagchoke ka kay J-King, biglang nablangko ang kanyang utak

Hindi na ko magugulat

Mahirap talagang magkabisado pag may ibang tao kang taga-sulat

Tapos di pa marunong magfreestyle, kaya nagpapaka friendly tong bobo na to

Kaya pa'no ka naging Einstein, kung wala ka naman palang MC sa formula mo!

Nandito na ang propesor ng propesor mo para turuan ka ng lesson

Mas kabado ka pa sa batang tuturukan ng injection

Mas nerbyoso ka pa sa tulak, na ibutan ng inspection

Daga ka na nga dinadaga ka pa, ano yun Inception?

Wag mo nang pagkasya pagkasyahin yang mga bars mo, masyado nang stretch, Mark

Kaya wala kang tumatatak na linya na parang stretch mark

Hindi ikaw ang pamantayan umupo ka nalang sa bench, mark

Dahil hindi ka beterano porket matanda ka na din, mark!

Alam kong marami kang handa para sa 'Hari ng Tugma'

Kaso lang pag nagta-Taglish ka na ganyan

Para kang nananarcastic na bakla

Yang mukha mong mataba

Gawin nating mas grabe yung maga

Ito na ba yung tinuturing niyong bayani ng Balanga?

Yuyupi to sa'kin parang kalye sa Balara

At magmimistulang tae na basa ng pusang kalye na gala

Kaya sa finals ng Isabuhay, wag niyo nang hanapin (crowd: tong wala!)

Tong daga!

*ROUND 2 (Tipsy D)* 12:24

Yo!

Ngayong second round

Hindi magpapawala ng tao ang kuneho kaya wag ka magpanic

Hindi naman illusion na talunin ka kaya bakit pa ko magma-magic

Kakapanood ko ng balita lagi tuloy kita kino-konsulta kay Aric

Buti nalang hindi ka nagback-out uso pa naman yung sumusuko na adik

Yung baliktaran ko kay Flict-G, mukhang applicable sa'yo

Kasi kung dati may kanta kang 'Kaya Mo Ba 'To', ngayon, Bato na ang may kaya sa iyo!

Dati, napapagaling ka ng bato, ngayon, bato na ang may sakit sa'yo!

Dati, naghahanap ka ng bato, ngayon, bato na ang naghahanap (crowd: sa'yo!)

Chief dela Rosa, salute sir! Sa palagi niyong pagsisikap

Kalaban ko po ngayon, user, after nito paki-kidnap

Mr. President, di ako hater pero wag niyo naman targetin yung mahihirap

Hindi lahat ng adik nasa skwater yung iba nasa FlipTop!

Oh ano (2x)

Luto yung laban mo kay Shehyee?

Ilang beses ko pinanood yung video, ang wack nito

Yung panira mo basic parang straw lang at sago

Kumbaga sa panira ng bala ng tirador, puro magaan ang dala mo

Kasi bukod sa kidney wala namang masakit sa bato mo

Pero sa kabila ng lahat yan ang gusto ko sa'yo, lumalaban

Pero sa panahon ngayon, ang pagbattle nito sa akin ay kamangmangan dahil alam niyo naman kung anong sinasapit ng mga adik na nanlalaban!

Tulad ng sinapit mo doon sa may foreign na rapper

Nagmukhang evacuation area yung Araneta nung mabiktima ka ng Dizaster

"Let's make history" Wow, tamang-tama yung napili niyong paksa

Biruin mo, ikaw lang yung Pinoy na sinibak ng Arabo sa sarili mong bansa

Ang lakas ng loob mo hamunin si Dizaster dito ng matikas

Tapos yayabangan mo lang ng mga achievement mo sa Pilipinas?

Tanga ka ba?

Sir Mike Swift? Aba, pang-hype niyo lang ba 'to?

Kung ganon lang pala gagawin mo sana nag-Skype nalang kayo!

Binalewala ka tuloy ng kalaban mo oh diba nakakalungkot?

Parang naglecture ka sa klase tas lahat nakadukdok

Napanis na nga yung laway ko eh kakahintay ng suntok

Ah kaya pala Araneta Dreams kasi nakakaantok!

Ano ba naman yan idol, Loonie

'Hari ng Tugma'

Pero sige maiba tayo

Balikan naman natin yung pambabastos mo kay Ann B. Mateo

Tanong lang (2x)

Nasan ang creativity don?

Makata na ba yon?

Rap skill, unique, pinag-isipan, matatawag na talento ba yon?

Sige nga

Nagbayad kayo sa rap battle para makinig sa rapper tas ganong linya ang sisigawan niyo ng todo, seryoso?

Eh kahit hindi “battle rapper”, kayang-kaya yung gawin basta walang modo!

Real talk gago

Kaya hindi ka sa’kin mas angat, bantog ka lang

Hindi ikaw ang matalino sa lahat, panot ka lang

Hindi mo habol maging alamat, kapos ka lang

At lalong-lalo hindi ka masakit magsulat, bastos ka lang!

Sa ibang babae gustong lumamutak, may asawa ka pa niyan

Sobrang berde ng ‘yong utak, nilulumot na ba yan?

Kanta mong Cerberus mala-burak, hindi naman sa pagmamaselan

Pero bakit ako papasok sa‘yong utak, eh napakadumi niyan!

Kaya yung kidney ni Marlon P, naunang sumuko na

Kasi yung pagiging madumi, ay nasa dugo mo na

Pinakamahusay ka sa tugma, aba nangyayamot ka ba?

Eh kung magaling ka naman pala eh ba’t naggagamot ka pa!

Dapat sa’yo sinusunog, wag ka feeling malakas na nilikha

Kung yung may lagnat nga inaapoy yung tulad mong may sakit pa kaya

Ano? Pustahan? Tignan niyo nga naman

Mukhang pera talaga to

Sige payag ako

Basta gamit nating pangkiskis eh yang sarili mong bato!

*ROUND 2 (Loonie)* 16:47

Mukhang pera na naman!

Mukhang pera na naman kung ano-ano nalang talaga sinasabi nito

Alam mo, masakit ang reality bro

Na yang 100,000 na hangarin ninyo

Downpayment pa lang ni Aric ng talent fee ko!

Kaya tangina mo!

Gusto mo ng bars?

Gusto mo ng bars?

Pagbibigyan kita kasi minsan lang to

Sa dami ng bars na baon ko ngayon

Kahit sa elevator ng minahang bato may signal ako

Kung yung battle rap naging boxing

Talong-talo ka sa sapakan

Hindi tayo magkalebel, magkaiba tayo ng larangan

Yung istilo ko direkta, pang barako na bakbakan

Yung istilo mo puro yakap, hanggang mapagod yung kalaban!

Oh di ba totoo naman?

Mas mahusay pang pumunto si Badang

Tugmaang parang lumpia na walang laman kasi ubod ng tabang

Tsaka pa'no to naging henyo kung panay Google yung alam?

Tandaan mo hindi ka si Einstein, si Kuya Kim ka lang

Parang gusto kong gamitin yung t-t-time machine mo pabalik sa nakaraan

Upang tadyakan yung nanay mo sa tiyan habang nasa sinapupunan ka pa lang

Kasi mas nakaka-umay pa sa Java Rice mag-analyze ng mga battle rhymes mo na Tagalized

Lalo mo lang pinapakumplika ng mga hashtag at mga multi sa dulo

Basta ako yung hashtag ko, sa umpisa, kasi ako yung numero uno!

Hashtag? Numero uno? Style mo yun gago

Yang estilo mong pauso

Lirisismong walang punto

Hindi ka epektibo mang-insulto kasi mga linya mo hindi puro

Mag-Ta-Tagalog ka tapos mag-E-English ka sa dulo? Sino ka si Tulfo?

Anong gagawin mo?

Yung keyboard, magmimistulang giant sword?

Na isasaksak mo sa'kin parang CPU Tower Port?

Sasakalin mo ko ng imaginary power cord habang yung nanay ko walang magawa parang motherboard?

Nanay, walang magawa, motherboard

Pakyu!

Dapat kayo ni Sak Maestro naglaban pareho kayong Taglish magsalita

Kung yung ilong niya dumudugo lang sa kaliwa, sa'yo naman yung sa kabila

Tuwang-tuwa ka diyan sa pinaggagagawa mo

Kala mo naman napakabago

Tarantado nagmumukha ka lang matalino kasi ginagawa mong tanga yung mga tao!

"Yung mga lyrics ko advanced"

"Yung mga lyrics ko advanced"

Inuulit niya pa talaga para sa mga autistic niya na fans

Sige nga!

Mga maka-Tipsy ano bang malupit na sinabi niyan?

(crowd: wala!) Wala!

Parang New Year's resolution ni Aric Yuson

Narinig ko na dati yan

Binasag ko na ‘tong daga na to noon buti nag-ci-click pa to

Ganon ba gusto mo?

Mas may originality pa yata mga writer ng GMA sa’yo

Hoy Roger Rabbit

Pangongopya ng obra ginawa mo na yatang hobby

Dapat record mo 10-4 kasi halos lahat ng linya mo *pshhh* copy!

Magaling mang-angkin yan ang angkin niyang galing

Sapagkat, tina-Tagalog niya lang yung mga linya sa King of the Dot

Ang weak mo mag-rap

Patapos na ang Year of the Rat

Pero mukha ka pa ring daga dapat mga beat mo pang trap!

Binisto na ‘to nila Bassilyo at Miko hindi man lang natinag o nauga

Tuloy pa rin sa pagsipi ng mga titik at tugma, hindi ka na nakakatuwa

May halong laway ng ibang rapper kaya pala bumigat yung dura

Ikaw lang yung kilala kong malaki yung pisngi, pero matigas yung mukha

Nakakahiya pa

Tingnan mo kinakaila pa

Porket yung mga pinaggayahan niya na rapper hindi masyadong kilala

Maliban dun sa ‘infinity’ line na ginaya mo kay Dizaster

Daig mo pa record label sa dami ng ninakawan mo na rapper

Alam niyo yung ‘dynasty’? ‘Dynasty’ galing lang yun kay Rum Nitty, ang tigas

Akala niya siguro porket siya lang ang may internet sa Bataan siya lang din ang may PC sa Pinas

Tapos yung sinabi mo kay J-King, kay J-King: ‘Babawiin mo yung korona na may kasama nang ulo’? Beri gud yey!

Tinagalog mo lang yung sinabi ni Canibus kay LL Cool J

Sabi pa naman ng mga fans mo malalim ka nga raw

Kaso yung korona ko di mo maaaring maagaw

Yung mga bara ko kay Shehyee at kay G-Clown, di baleng mababaw

Basta pinapakain ko sa mga tao hindi galing sa nakaw!

Eh ikaw?!

Mga Pilipino nililoko

Dapat hindi ‘to binoboto

Tinatagalog lang ni gago parang talumpati ni Tito Sotto

Kaya kung ako ang tatanungin

Di ka karapat-dapat mag-kampyeon!

*Kalami nimo patyon!*

Kung mahusay ka talaga

I-rebut mo lahat yon!

*ROUND 3 (Tipsy D)* 22:16

Yo (4x) Yo (5x) Game (2x) Yo

Ngayong ikatlong round

Pag-usapan naman natin yung isa mo pang costume – ghetto priest

Aba malupit to

Nilabanan yung alien forcer ni Aklas para mailigtas ang mundo

Kaso ang nangyari, isinabuhay mo lang yung pagiging supot mo

Kasi yung pagiging pari ang patunay na hindi kami galing sa tamod mo

Oh ano

Magpapalusot na yan

"Tangina mo Tipsy, isa talaga akong paring gangster, lahat kayo galing sa tamod ko kaya tawagin niyo kong Father"

Ulol

Ngayong gabi makakasama mo na amo mo

Naku malapit na

Kasi ikaw nga ang ama namin marapat lang na sumalangit ka

Kaya ngayon pa lang, saktan mo na sarili mo

Kasi mga kalokohan mo, umabot na sa kanya

Wala ka raw sawang sasampalin ni Kiko gamit ang kanang kamay niya

Kasi parang pinangalandakan mo na rin na sabay kayo kung gumamit ni manager

Tignan niyo yung imahe mukha nang bungo parang damit ni Punisher

Dapat sa mga traydor binabaril sa ulo ng .50 Caliber

Kasi ikaw lang ang kanang kamay na mas peke pa kay Jaime Lannister

Pagkatapos ng laban niyo ni G-Clown

Pagkatapos ng laban niyo ni G-Clown

Sinubukan mo bang manalamin?

Ang pangit mo diba?

Malaman pansin niyo rin

Yung make-up niya hulas, larawan na kupas mala-Renz Verano

Lamang ka na nga sa props nangdi-distract ka pa ungas yan ba ang beterano?

Hindi ka na nga lumaban ng parehas parang Mexicano

Dinaig mo pa si Antonio Banderas sa pagiging desperado

Parang laban natin nung Dos Por Dos

Natalo daw kami dahil nagchoke si Third, malaking kalokohan putangina

Eh kada round namin panay mo kami ginugulo off-camera!

Lamang daw sila sa performance eh kaya ayun, umuwi sila na proud

Pa'nong hindi lalamang sa performance eh nagpeperform sila kahit hindi nila round!

Hindi niyo naman kasi alam yun kaya tingin niyo sa kanya, batikan

Kaya ka siguro nanggugulo non malamang ito lang ang dahilan

Wala kang tiwala sa sulat mo at sa sarili mong kakayahan

Wala kang puso ng kampyeon ang meron ka body language ng talunan!

Kaya naman ngayon

Napakaraming alcohol nilunok ko pwede na kong pang-Guiness

Pangontra sa teknik mong dugyot bro mas kadiri pa sa ipis

Kaya ko lang naman sinabon to ng husto na para bang nililitis

Para patunayang madumi man maglaro to niligpit ko siya ng malinis

Parang sakong ni Achilles

Kahinaan mo aking asinta

Panggap ka lang na matulis parang bakla doon sa 'Mistah'

Ang wack mo sa digmaan mukha mo sobra pa sa pinta

Masakit man sa'kin ika'y tapakan kaso pagod na akong tingalain ka

Kaya naman ngayon

Ikulong ang pekeng legend sa selda na walang laya

Sniper ko'y Galaga sa maliit na space bala kayang tumama

Nakasipat sa siwang, tumba ang preso sa bintana

Laro mo pambata kaya kitang tapusin nang walang daya

Suntok tumatama, sigurado

Magcover man ng braso, pag nakakita ng opening pinapasabugan ko yung laso

Wag ka nang umasa sa finals all three rounds ka nang lampaso

Parang Heath Ledger sa Dark Knight ito na ang huling role nitong payaso

Mukhang gago

Kala ko tunay panggap ka lang pala

Kung noon pa kita nakasagupa'y matagal ka nang wala

At ngayong binawian ko siya ng buhay kayo ay may napala

Kaya sa finals ng Isabuhay wag niyo nang (crowd) hanapin tong (crowd: wala!)

*ROUND 3 (Loonie)* 26:12

Wag nang hanapin yung wala

Feeling magaling ka talaga

Diba sabi ng nanay mo manahimik ka nalang kung wala kang sasabihing maganda?

Pinuna-punana mo pa sa Flict-G dun sa 'final destiny'

Pero isa ka ring sabit na emcee

Kasi diba sabi mo kay Icaruz: "Super rookie si Tipsy kaya this rapper is envy"

'This rapper is envy'? Dun pa lang panalo na ko eh

Mas matino pa yata sa'yo mga grammar ng Grade 3

Ano sinabi mo 'rapper is envy'? Tapos yung sinabi mo kay BLKD, yun ang mas classic, tawa ako ng tawa

Patay daw yung mga kalaban niya pag-ahon "parang biktima ng pating at piran*ha*"

'Piran*ha*'? Ha?

Piranha yon tanga! Tsaka sa ilog yun nakatira wala sa dagat don tanga!

Yan ang hirap sa kanya

Mahusay pumuna ng muta sa mata ng iba

Subalit kataka-taka na di makita yung dambuhalang trosong nakabara sa sarili niyang mga mata

Tanga-tanga

Ang tagal-tagal magsetup

Putangina mo kumukung-fu-kung-fu routine ka pa mangungurot ka lang pala

Kasi pag nagwo-wordplay to si pare, kala mo nag-e-encash ng cheke

Kasi bago mo makuha, napakarami munang che che bureche

Sobrang haba magsetup, andami masyadong nalalaman

Pagkatapos magcrossover ng harapan

Nagbehind the back pa para di siya maagawan

Half-step, head fake, Kyrie Irving yung galawan

Sabay fade away, pasok, sa court ng kalaban

I-speaking of basketbol

Ako'y parang si Lebron na naka-protein shake

Di ko na kailangan ng Bosh at Wade

Konting hate, na-mo-motivate, umiiskor ng 48

Triple-double all the way

Ikaw?

Para kang si Stephen *Kyuri* ng Golden State

Kaya mong manalo ng onseng straight

Pero pag kaharap mo na yung hari, *0 for 8, no debate, di ka na makapagconcentrate!*

Speaking of concentrate

Tinitigan niya yung bote ng Sunny Orange maghapon kasi nakasulat 'concentrate'

Kaya pala yung kasal niyo ni Nella, hindi na naman natuloy

Kinokonekta mo nalang kasi lahat eh, hiniwalayan ka tuloy

Yung love story nila away-bati, parang palabas

Hindi naman criminology yung kurso ng babae pero iniwan siya, para sa batas

Oh diba? (2x)

Tapos hinayaan mo nalang diba para wala nalang away?

Kung sabagay, okay lang na kantot-kantotin ni Batas syota mo total mukha namang nanay

Tsaka may bago na siyang girlpren

Nakita ko yung mga litrato sa Discovery Suites

Ang sweet!

Ginawa pang cover photo ni Tips

Kaso lang napansin ko pag nakatalikod na yung pics ang hirap na malaman kung sino na yung chics

Bakla ka yatang punyeta ka

Hello Kitty na nga lang nag-iisa mong tattoo sa katawan henna pa

Sobrang pait ng lablayp

Kaya pala ugali nito maalat pa sa tubig ng dagat

Gusto mong mag-maasim?

Basagin mo sa ulo yang bote mong hawak para sulit yung amat

Diba sabi mo ikaw 'yung Messiah na me sayad'?

Sobrang istupidong banat!

Hindi ka Messiah porket ginagawa mong tubig yung alak!

Patagal ng patagal tong alcoholic kumukorni na

Mahirap makuha yung mensaheng nakapasok dun sa bote niya

Ang agwat namin dalawa ay singlayo ng Andromeda

Ako'y halimaw sa entablado

Parang 'Phantom of the Opera'

Naikot ko na buong mundo, positibo ako

Ikaw? Lasing ka lang kaya akala mo yung mundo, umiikot sa'yo!

Hindi tayo magkatipo, baka nahihilo ka bro

Tandaan mo hanggang bars ka lang iho, PANG-COLISEUM NA TO!

Alam niyo kung anong katugma ng 'pang-Coliseum na to'?

Wag niyo nang i-judge kasi na 3-0 ka bro!

Time!

---

Judges vote: 7-0

Loonie: "Gusto kong magsalita. Gusto kong pasalamatan si Anygma sa kabila ng nangyari kahapon sa kanya nandito pa rin siya ang tunay na sundalo. Ginawa niya tinuloy niya to para sa atin lahat, mag-ingay kayo!

Siyempre. Tipsy D. Sobrang lupit ng laban pare. Ikaw lang pinaghandaan ko nang ganon. Tangina mo!"

Tipsy D: "Tangina mo rin!"